5

# NOVENA O PAG SISIAM ...

OCOL SA MAÑGA CAPURIHAN,

at caraiñgan na inihahandog, at iniaalay sa casantosantosang

# VIRGEN MARIA,

ayon sa catacatacang pag lilihi sa caniya na di nag mana nang casalanan original nang caniyang mababa,t, maibiguing anac na si D. Francisco Diez Angulo.

*Taon taon ñga,i, guinagaua,t, ipinag hahain sa mahal na harapan nang cadilag dilagan at perigrinang larauan, na iguinagalang sa Convento ni S. Antonio de Padua sa Ciudhd nang Sevilla.*

At ñgaiyon isinalin sa uicang tagalog nang isang Devoto sa bayan nang Bocaue, Provincia nang Bulacan sa pagcacalinña at pamamahala nang M. R. P. Fr. Benito de Madridejos Cura Párroco sa nasabing Bayan.

MAY PAHINTULOT NANG PONO.

MANILA.

TIP. DEL COLEGIO DE STO. TOMÁS

1910

# NOVENA O PAG SISIAM

OCOL SA MAÑGA CAPURIHAN,

at caraiñgan na iniháhandog, at iniaalay sa casantosantosang

# VIRGEN MARIA,

ayon sa catacatacang pag lilihi sa caniya na di nag mana nang casalanan original nang caniyang mababa,t, maibiguing anac na si D. Francisco Diez Angulo.

*Tuon taon ñga,i, guinagaua,t, ipinag hahain sa mahal na harapan nang cadilag dilagan at perigrinang larauan, na iguinagalang sa Convento ni S. Antonio de Padua sa Ciudhd nang Sevilla.*

At ñgaiyon isinalin sa uicang tagalog nang isang Devoto sa bayan nang Bocaue, Provincia nang Bulacan sa pagcacalingã at pamamahala nang M. R. P. Fr. Benito de Madridejos Cura Párroco sa nasabing Bayan.

---

MAY PAHINTULOT NANG PONO.

---

MANILA.

—

TIP. DEL COLEGIO DE STO. TOMÁS
1910

**SECRETARIA**

DEL

ARZOBISPADO DE MANILA.

---

El M. Iltre. Sr. Provisor y Vicario General de este Arzobispado se ha servido decretar con esta fecha lo siguiente:

«Por las presentes y por lo que á Nos toca »concedemos á Dª Melchora Jimenez y Ramos »nuestra autorización para que pueda reimpri- »mir y publicar el folleto en tagalog titulado »"Novena ó pagsisiam ocol sa mang̃a capuri- »han at carain̄gan na inihahandog at iniaalay »sa casantosantosang Vírgen María," en aten- »ción á que habiendo sido examinado por el »M. R. P. Fr. Ulpiano Herrero O. P. censor »de tagalog en este Arzobispado, no contiene »según la censura cosa alguna contraria al »dogma católico y sana moral. Trascríbase »por Secretaría este nuestro Decreto á la re- »ferida Dª Melchora Jimenez con encargo de »que remita á la misma dos ejemplares im- »presos del precitado folleto, y archívese ori- »ginal.»

Lo que trascribo á V. para su conocimiento y efectos consiguientes.

Dios guarde á V. muchos años. Manila, 16 de Agosto de 1910.

*Ignacio Tanbunguí.*

Dros. P2'00

*Sra. Dª Melchora Jimenez y Ramos.*

# PAG AALAY

O Vírgeng calinislinisan, at Inang caibig-ibig nang caloloua co: aco ñgang iyong alipin na humahanap nang taga pag ampon sa aquin, at ang ualang pagcasinsay sa mañga biyayang caloob mo sa aquin, ay siya ñgang omaacay sa aquin, hanggang sa carorocan nang iyong loclocan. Uala aco ñgang iniaalay sa iyo ñgayon cundi itong mañga di totoong mahinosay na pag aalaala, na laman nang aquing puso: matalà naua sa librong quinatatalaan nang mañga hirang mo,t, catoto. Sa toui-toui na,i, sasambitlain nang bibig co at puso ang iyong catacataca,t, calinislinisang paguiguing tauo, sa pagca siya

nğang natatanto na ang sino mang magpuri,t, magpasalamat sa iyo ay pinapaquiquinabang nang buhay na ualang hangan. Caya hindi nğa aco magdaramdam capagalan nang pag diriuang cay Guinoong Santa María. Magdalita ca po, Inang caligaligaya, at hangang sa mahal na loclocan na pinag lag-yan sa iyo nang camay ng̃ macapangyayari sa lahat, ay pangtanglauan mo ang mapanglao na bayan na tinatahanan nitong pinapapanao na tauong anac ni Eva. Siya nğang totoong inaasahan at pinanaligan sa mahal mong biyaya nang lalong maibiguing anac. sa caniyang Ina.

El hijo más amante de su madre.

*Magsisilohod ang mañga magnonovena, at saca magtatanda nang Santa Cruz. etc.*
*At pagcatapus ay dadasalin ang masosonod na pagsisisi.*

## PAG SISISI

Dios na ualang hangan, cagaliñgang ualang catapusan, maauain at caibig-ibig na ualang humpay, aco pong macasalanang calupit lupitan, at masouain sa iyong mañga mahal na otos, nag sisisi acong totoo sa aquing mañga casalanan, at ang siya ñga lamang ipinagcasala co po sa iyo: aco ñga,i, nagcasala, patauarin mo aco, Pañginoong co, nagtitica na aco sa boo cong puso, na magbabago ñg buhay, at dina molimoling magcasala: iilagan co na ang lahat na mañga ipagcacasala, magpapacumbaba aco sa harapan nang mahal na tribunal nang penitencia, at tutuparin co namang malubay sa loob ang ano-

mang iparurusa sa aquin nang mg̃a cahalili mo po dito sa lupa. Magdalita ca po at pagbiyayaan aco nang iyong graciang mahal icapagbabago co nang aquing mang̃a ogali, at macamtan co naua pacundang̃an sa iyong mahal na Pasion at camatayan, ang caloualhatian sa lang̃it. Siya naua.

## UNANG ARAO

*Vide cœlum novum et terram novam.* Apoc. Cap. 21.
Vi un cielo nuevo y tierra nueva.
*Ang isang bagong lang̃it, at lupang bago ay naquita co.*

Casantosantosang Dios, na dahilan sa iyong ualang catapusang aua, ay pinaui mo ang mang̃a macacapal na bahid na sing̃ao nang casalanang original, na ang iyo pong macapangyarihang camay ang siyang ipinaguauacsi mo niyaong caquilaquilabot

na carilimang nacatataquip sa sang catauohan, at pinaui mo naman yaong unang langĩt pono nang mangã pangãnoring, sampon nang lupang matigas at loo,i, dahil sa casalanan, at ang ipinaquita mo po sa amin, ay ang langĩt na calinislínisan at lupang casagasaganaan, na si Guinoong Santa María baga na iyong guilio na anac: aco ngã na caabaabaan sa mangã quinapal mo, ay nagpapasalamat po sa iyo nang ualang hangang pagpapasalamat dahilan dito sa masaganang biyaya: ititingãla co ang aquing mangã mata dito sa nasabing bagong langĩt, at bagong lupa, na uala munti mang cariliman at cabahoan. Sa caniya rin ngã ilalagay co at ilalagac ang puso co, at ang lahat cong mangã caibigan: ipagdiriuang co toloy sa harapan nang lahat na tauo, at caya pinagnanasaan co ang iyo pong caloualhatian sa langĩt na casabay ang aquing pag bati nang puso cay Guinoong Santa María.

*Magdarasal ngayon nang tatlong* Aba Guinoong María *na may* Gloria Patri, etc. *at ito,i, uulitin arao arao.*

## PANALANGIN

SA PAGDAING SA MAHAL NA VÍRGEN.

Catamistamisang Ina nang manga caloloua namin, langit na bago na pinamutihan nang manga bituin nang ailang aua, lupa namang mahal na ang ibinubunga lamang ay pauang-asucena nang calinisan. O capuri-purihang Vírgen María, na sa ca-habag-habag na calagayan na doon cami ay lubos na cadilima,t, caba-hoan, ay itinalaga ca po, at ipinag-adya niyaong di maobot na camahal-mahalang liuanag nang cataastaa-sang Dios na inilayo at malayo sa isang halos na ualang catapusang calayoan sa cabigatan nang casala-nan: cami nangagsasaya ngayon sa

gayong paglilihing cahang̃ahang̃a, at pupurihin naming ualang humpay ang may lalang nitong cababalaghang mahal. Paquingan mo naua po, Inang calinislinisan, ang aming mang̃a caraing̃an: at ipagcaloob mo naua sa amin ang hinihing̃i namin sa iyo sa caraing̃ang yaon, con siyang maguiguing dapat sa caloualhatian nang Dios, sa mahal na capurihan, at paquinabang̃an nang aming mang̃a caloloua. Cami calarahin mo ng̃ayon sa Pang̃inoon Dios ng̃ iyong pamamaguitan, at ng̃ houag caming madampolayan nang camandag nang casalanan; at nang cong magsi saya cami sa mang̃a mata nang aming mananacop, ay maguing dapat nauang pacapuripurihin namin sa lang̃it ang iyong calinislinisang paguiguing tauo. Amen.

Aba Anac nang Dios Ama.
Aba Ina nang Dios Anac.
Aba Esposa nang Dios Espíritu Santo.

Aba Templo y Sagrario nang Santísima Trinidad.

Aba Casantosantohang María na ipinaglihing ualang casalanang original sa mulamula, at mag-pacailan man. Amen.

## ICALAUANG ARAO

*Vidi civitatem Sanctam Jerusalem novam.* Apoc. 21.
Vi la Ciudad Santa y nueva de Jerusalem.
*Naquita co ang marangal at bagong Ciudad nang Jerusalem.*

Dios na caibig-ibig sa lahat na iyo pong mangã quinapal, na doon din sa panahong iquinapagbabangon namin nang mangã Ciudad nĝ mundo, at guinagaua naming bayan ang catacot-tacot at mapanglao na Babilonia nang casalanang original, ay capagdaca niyaon din naman linalang

mõ po, at guinaua nang gracia mong mahal ang marañgal na Ciudad, alalaon ang casantosantohang María na pinamutihang ualang casing diquit, para bagang halimbaua nang isang esposa napabibigay sa caniyang esposo sa ninanasang arao nang canilang pagcacapisan: aco ñga na lalong caontiontian sa lahat na iyong anac, ay sa harapan din nang iyong mahal na loclocan isinasabog co ñgayon ang mañga caibigan cong lahat, domodolog naman aco sa Ciudad na ito na lalong malinis sa bobog at sa batong perlas, cay Guinoong Santa María baga, at nag-iibig acong totoo na mapasoc sa isa nang caniyang labindalauang pintoan: magdalita ca po, Ama cong maaloningning, na sa caniya,i, nacapagbibigay nang boong caliuanagan, ay tanglauan mo aco nang mañga sinag nang iyong mahal na pag-ibig, at totoong ninanasa cong umilag, at lumayo sa mañga cariliman nang gabi nang casalanan. Siya ñgang pinanaligan co, at bina-

bati co tuloy si Guinoong Santa María.

*Aba Guinoong María. etc.*

## PANALANGIN

### SA PANANAING SA MAHAL NA VIRGEN

O Inang lalong macapang-lolomo sa aming mangã puso, mariquit na Ciudad na pinamamayanan ng̃ Dios, na nalilibot naman nang mataas at daquilang Cuta nang biyaya ngã niya sa mangã cahangãhangãng pangãlan nang labindalauang Tribu ng̃ Israel, na uala ngãng simbahang iba cundi ang Pang̃inoong Dios na macapangyayari sa lahat. Corderong lubhang cabait-baitan na ualang bacas casalanan, mula sa taloctoc nang cabondocan nitong mundo, na dito,i, ang di matapostapos na aua ng̃ ating Dios ay pinapaguing dapat na mahayag ca sa aming mangã mata, icao ngã,i, binabati namin ng̃ lalong mapacumbaba, at magalang na pamimintuho: Aba calinislinisang Señora, iyo na-

uang paquingan ang aming mg̃a carainĝan, cun siya ng̃ang carainĝang binyagan, ipabucas mo sa amin ang mang̃a labindalauang pinto ng̃ iyong mahal na biyaya, nang masinagan nang caliuanagan nang Dios, na siyang lomiliuanag sa iyo, at ang mg̃a tauo, sampo nang mang̃a Hari sa lupa ay mang̃agcamayroon nang caniyang daquilang puri nang pagdarang̃al sa cahang̃a-hang̃ang paglilihi sa iyo. Amen.

Ng̃ayon ay sasabihin ang pagbati.

*Aba Anac nang Dios Ama, etc.*

## ICATLONG ARAO

*Vadam et videbo visionem hanc magnam quare Rubus non comburatur*. Exodo cap. 3. ℣. 3.

Iré y veré este gran prodigio de no quemarse la zarsa.

*Maglalacad aco, at titingnan co itong daquilang hiuaga.*

O Pañginoong macapangyayari sa lahat, niyong mañgà panahong cami mañga zarzang masosonog, ay nañgapapaso sa cainitan nang casalanang original, sa pagca cung nalilibot cami nang mañga niñgas na nag lalagablab sa masamang pita dahilan sa onang casalanan, ay natitiualag caming parang mañga àbo: pinacaiiñgatan nang iyong mahal na biyaya ang zarzang cahañgahañga, na si Guinoong Santa Maríang Vírgen, at ipinag-adya mo po at nang dili madapiohan ang caniyang calinisan nğ mañga niñgas nang salang original: aco ñgang alipin mo pong busabus magpupuri sa iyong macapangyarihang camay: pababayan co na Pañginoon co, ang lahat na anomang pag-aari co dito sa mundo, iilag na aco sa lalong caontiontiang capabayaan, at nang macapasoc aco na totong malinis sa lupang mapalad, at magmamadali aco nang pagtiñgin sa daquilang himala nang iyong mahal na caibigan ¡laquí bapa

nang capalaran co! siyang pinanaligan co, cun batiin co si María nang boong puso at loob.

Ave María. — *Aba Guinoong María.*

## PANALANĞIN

SA PANANAING SA MAHAL NA VÍRGEN.

Inang calinislinisan na hinirang sa lahat nang mañga babayi, na pinacaiñgatan nang cagaliñgang ualang hangan nang Pañginoóng Dios sa caniyang sarili sa apuy na nag lalagablab nang unang casalanan, na nacasosonog na ualang caliuagan sa mañga cahoy na lalong camuramuraan, at nang mañga pusong lubhang matitigas nang mğa tauo, cami ñgang lubhang caauaauang anac sa casalanan ay nag pupuri sa iyong ualang humpay, bagaman mañga garil, at natatalian ang aming díla nang mañga matitibay na panali nang casalanan. O Virgeng di madapiohan

nang apuy, cami calarahin mo sa ating Pañginoong Dios, opang cami mañgag si gaan sa mabigat na dala na aming mañga casalanan, nang mangyaring mapasoc cami sa mapalad na bondoc nang Oreb, na ipañgiñgilin namin baga sa calinisan nang loob ang totoong cahañgahañgang bagay na caicailan ma,i, di na quita na pagiingat baga sa iyong mañga dahong camuramuraan sa guitna ñg mañga niñgas na nacasosonog. O Inang caibig-ibig, magdalita ca po iyo nauang paquingan ang aming mañga paghibic, yamang namimintoho sa iyong daquilang caloualhatian. Amen.

*Aba Anac nang Dios Ama etc.*

## ICAAPAT NA ARAO

---

*Porro ferebatur Arca super aquas.*
Ciertamente el Arca era llevada sobre las aguas.
*Tanto mandin pinalotang ang ca-*

*ban sa ibabao nang tubig. G. Cap. 7.*

Dios na daquila at pinacasasamba samba, niyaong mang̃a arao na cahabaghabag na cami lomolotang sa mang̃a tubig na sinisigua nang casalanang original, ay ipinapadpad sa magcabicabila nang masasal na onos, na napapatiholog cami hangang cailaliman; ang iyong mahal na biyaya ang siya ng̃ang nag adhica nang cahang̃ahang̃ang caban nang lalong cariquitdiquitang Vírgen, na pinatindig naman siya sa ibabao nang pagca gomon sa casalanan, at pinalacad sa caliuanagan laban sa lahat nang mang̃a hang̃in at nang mang̃a bahá: aco ang alipin na lubhang masonorin sa mang̃a otos nang caniyang Pang̃inoon, ay ipang̃ang̃aral co sa harapan nang lahat na tauo itong di masabing biyaya, sila ng̃a,i, cacaonin co na maquibaca sa mang̃a agos na nag sisidaloy sa casaquiman, ionat naua nila ang canilang mang̃a camay sa toto-

ong caban nang lúbhang maauaing si Noe, sa bagay na ito ay maiilagan naua nila ang boong pagcagunao. Siya nğa naming pinananaligan cun pacasanğaguin ang aming manğa dila, at babatiin namin si Guinoong Santa María.

*Aba Guinoong María, etc.*

## PANALANĞIN

SA PANANAING SA MAHAL NA VÍRGEN.

---

Casántosantosang aming Ina arcang daquila at pono nang manğa tahanan nang tunay na manğa anac nang Dios na inadhica, alinsonod sa lahat nang manğa catouiran nang caniyang carunungan ipinatnogot na ualang calicuan nang mataas at mahal na manğasiua sa sang calanğitan, sa ibabao nang mğa tubig na mabantot nang casalanang original na nacatataquip sa malaquing caliuanagan nang boong mundo: ca-

ming mañga cahabaghabag na anac sa ibabao nang lupa, at mañga alaboc na lomolotang sa gunao nang cabolocan, ay inioonat namin ang aming mañga camay na nagsisipañginig na manghahauac cami sa isa nang iyong mañga mahal na biyaya; nañgalosay ang mañga sasac-yan na aming linalayagan sa doonğan nang caguinhauahan, na ang tubig hangang lalamunan: cami somisigao na nananaing sa iyo ñga po, ó cagandagandahang calapati, ay papaquinabañgin mo nang caliuanagan, at ipahayag mo sa amin sa magandang capisanan nang iyong mahal na gracia. Siya ñga naming pinanaligang lahat, yayamang namimintoho sa lalong icababantog nang calinislinisang pag lilihi sa iyo. AMEN.

*Aba Anac nang Dios Ama, etc.*

## ICALIMANG ARAO

*Et de aurabis eam auro mundissimo et fons.*
Y la doraras con el oro mas puro por la parte de adentro y la de afuera.
*At siya,i, mababatbatan nang guintong lalong malines sa nayong loob at labas.*
Exod. cap. 25.

Dios na ualang hangan, pacundañgan sa mañga cagalingñgang itinalaga mo po sa isang bayang ualang loob at masouay sa iyong mañga mahal na otos halos mula ñga sa canilang mañga pinangalingñgan, ay iyong inadhica sa di masisirang Calap nang Setim itong marangñgal na Señora tunay na caban nang tipan, binatbatan sa nayong loob, at nayong labas nang guintong calinislinisan nang mahal na biyaya, pina-

locloc sa iyo ring loclocan ang caibig-ibig na Propiciatorio, na taga pagampon baga sa harapan nang Pañginoong Dios; aco ang lubhang caabaabaan sa iyong mañga quinapal ay naghahayin po sa iyo nang mañga alay nang lalong magandang pasasalamat na inaasahan co ditong paquingan ang iyong mañga biyaya na macalilinao nang aquing mañga dilidili, na siyang icatatalos co nang iyong mañga caotosan at icalalasap co nang catamistamisang María nang iyong catouaan. ¡Ay catamistamisan! Siya ñgang inaasahan co cong aquing batbatin ang mañga labi co nang calinisan, ay babatiin co si Maria.

Ave Maria etc. macaitlong dadasalin ang *Aba Guinoong Maria etc.*

Calinislinisang Hari nang mañga Angeles, cabang guinto nang bagon testamento linalang huad sa cagaliñgang ualang hangan na nalilibot

nang manğa maquiquinang na sinag nang biyaya, na pínotonğan nang totong dalisay na guinto nang calinisan, at sa iyong pagcacalinğa ipinagcatiuala ang manğa catotohanan nang aming manğa magulang at ipinisan doon ang magandang himala nang macapangyayari sa lahát: caming masalang taga Israel, sa iyong mahal na harapan ay nagpapatirapa sa pinto nğ tabernáculong iyong quinasisidlan, touina,í, aming pupurihin ang gayong cahanğahanğang adhica, ipagbabantog namin ang nğalan nğ may gaua, Dios na Panğinoon, at hinihinği namin nang boong capacumbabaan, na bumabà naua ang apoy sa carapatang pagtangap nang Dios sa aming manğa alay na inihahandog nğa namin sa Altar nang aming manğa casalatan, at cahirapan, masocoban naua nang dati mong aua ang manğa hándog namin. O Inang lubhang caibig-ibigan, iyo nğa pong mahihinği na purihin namin ang iyong mapalad na paguiguing tauo

iyong ipinagcaloob sa amin. Siya naua.

*Aba Anac nang Dios Ama, etc.*

**ICAANIN NA ARAO**

*Et fuit siccitas in solo vellere et ros in omni tærra.*

Ya pareció el vellon enjuto y toda la tierra mojada del rocio.

*Somipot ang magandang ovejas na di nahalomigmigan, at ang boong lupa,i, natitigmac nang hamog*. Indic. cap. 6.

Dios na maauain na ualang catapusan, niyong nadidilig ang carayagan nang lupa ng̃ matinding sing̃ao nang casalanang original, ipinahayag mo sa amin sa calaguitnaan nang lupa ang busilac na oveja, ang casantasantahang Vírgen baga, na napopospos nang iyong mahal na biyaya, at sa gayong bagay, ay malinis na

malinis na ualang capatac na lalong di mapaghacang casalanan na macapanglalamig sa caniya: aco ang lalong hamac na ood dito sa lupa, áy ipahahayag co ang caliuanagan ng iyong mañga pañgaco, naquiquilala co sa himalang ito ang mañga tanda ó bacas caya nang daquilang catotohanan nang aquing pananalo sa malupit na casalanan; maiuaualay co ang mañga malalacas na caauay, na mañga ogaling masasama; malalabanan co ang alab nang pusong na catauang lupa, at maiuauag-uag co ang mahambal at matinding siñgao nang cahalayan. ¡Ay mapalad ñga aco niyaon! Siyang pananaligan co, at babatiin co na si María na pasasalamatan. Siya naua.

Aba Guinoong Maria etc. *macaitlong olitin.*

## PANALAÑGIN

### SA PANANA'ING SA MAHAL NA VÍRGEN.

Cagalang-galang na Emperatriz, bantog na Reina sa matas na bondoc

nang Sion, ovejang mariquit nang unang calinisan, tanda nang boong catotohanan nang mañga pagtatagumpay na aming macacamtan sa mañga palalong Madianitas: cami ñgang mañga souail na anac sa Israel, ay nahahambal sa mabigat na talicala, na itinacda sa aming mañga liig nang mañga tampalasan, at mañga mababañgis na caauay nang aming pinagbuhátan, nañgagcacalapat ang mañga labi sa buhañgin, at aauitin namin sa lahat nang mañga tauo itong bocod tañging himala, at sa iyo po,i, aming hihiñgin nang boong puso, ay iyo nauang buhayin sa harapan nang madlang tauo ang matapang na Jedeon sa mahal na gracia, nang caniyang sirain naua ang mañga talicala nang mañga casalanan namin, mapoing naua ang mañga Altares na dili dapat pagsaysayan nang mañga cahaláyân; ipaguasacan naua ang mañga capisanang masasama niyaong si Baal, maguing alaboc yaong malilimit na gubat, at ang caua-

lan nang pananampalataya ay siya ñgang nagdodolot sa mañga cayamoan. Ang lahat nang ito,i, ínaantay namin nang catiuasayan, nabobogsoan cami nang hamog nang iyong pagcacalara, na icapananariua nang matigas na lupa nang aming mañga puso. Siya naua.

*Aba Anac nang Dios Ama, etc.*

## ICAPITONG ARAO

*Una mulier hebreæ fecit confusionem in domo Nabucodonosor.*
Una muger hebrea ha confundido y desordenado todo el imperio de Nabucodonosor Ind..cap. 14.
*Isang babaeng hebrea siyang nacalupig sa lahat nang nasasacupan ni Nabucodonosor*

Dios na cataastaasan ¡Ay laqui ba pa nang capangyarihan mo sa lahat!

Niyaong panahong nalulupigan nang alibugha at marahas na si Olifernis nang casalanan ang marilag at matibay na plaza na pinacaparian sa Paraiso, ay linooban na may malaquing cabang̃isan, inalipin ang nang̃ag sisitahan doon, at si Nabucodonosor príncipe nang mang̃a carilliman, ay ipinagdiuang ang pananalo nang malaquing pang aling̃aong̃ao at sigauan. Icao ng̃a po, na sa iyong marang̃al na harapan ay nagsisipang̃inig ang mang̃a tucod nang calang̃itan, nagpapaalimpoyo nang mang̃a bondoc salang̃in mo lamang; capagcaraca,i, iyong linalang ang matapang na Judit na casantosantosang María, na pinagpala sa iyong mahal na caibigan at biyaya, na siyang pupugot nang ulo sa caauay ng̃ aming caloloua, lulupig at mag-uauasac ng̃ mang̃a anyong lipos nang capalaloan sa ilalim nang Infierno: acong alaboc at hamac sa iyong mang̃a mahal na mata, ay magdidiuang na magpa sa ualang hangan nitong pananalo

sa gayong catacataca, mangangan-long aco sa licoran nitong matibay na Vírgen, at pauaualang cong halaga ang manga handulong ni Lucifer, at nang caniyang manga casamahan. ¡Sino cayang macalalaban sa aquin noon! Hindi nga magdidilidili aco na tatamuhin co yaon, cong purihin co si María nang boong cabanalan.

*Aba Guinoong María, etc.*

## PANALANGIN

SA PANANAING SA MAHAL NA VÍRGEN.

---

Mapalad na babayi, babaying sacdal tibay, cabantogan sa otos nang Panginoong Dios, Judit na calinislinisan sa sang cacristohan, na sa mulamula nang iyong cadilagdilagang paguiguing tauo ipinaguasacan mo ang manga catacsilan, at caquilaquilabot na pag-iisip nang pusóng na si Lucifer, hínamon mo nga ang

lahat na mañga polotong sa Infierno, at sila,i, pinatalicod mo, lipos nang cahihiyan: pacapurihin ca naua nang ating Dios sa l hat nang mañga tabernáculos na pinanalañginan ni Jacob, at ang lahat nang mañga tauo na tomatanghal nang iyong mahal na ñgalan, ay magsipagbuñe naua sa Dios nang Israel pacundañgan sa iyo: caloualhatihan sa Jerusalem, casayahan nang boong mundo, capurihan nang aming bayan, cami ñga po,i, lingonin nang iyong matang maauin, iuacsi mo at ilayo añg casalanan sa una naming mañga hacbang, at cami paloualhatian mo sa carorocan nang mahal na gracia. Siya naua.

*Aba Anac nang Dios Ama.*
*Aba Ina nang Dios Anac.*
*Aba Esposa nang Dios Espíritu Santo.*
*Aba Templo y Sagraaio nang Santísima Trinidad.*

## ICAUALONG ARAO

*Non prote sed pro omnibus hæc lex constituta est..*
Esta Ley comprende á todos pero no á ti.
*Nacalalaganap sa calahatan ang otos na ito, datapoua hindi sa iyo.* Esth. cap. 15.

Purihin naua, Pang̃inoong co, ang iyong mang̃a caauaan! Nang somipot yaong sa mulamulang culang palad nang unang casalanan, na siyang nag bigay nang caquilaquilabot at laganap na hatol nang camatayan: nang maramdaman nang boong sang catauohan sa caniyang liig ang matalim na sundang, ay tinulutan nang iyong mahal na gracia na pumasoc sa caniyang silid ang mariquit na Ester casantosantohang María, siya pa naman ay pinaac-yat mo sa loclocan, na naca opo, at quinacandong

nang iyong mañga mahal na camay, ât pinotoñgan mo nang cetro nang caauan, at siya ñga,i, pinagpala mo, at iniad-ya sa lagap na hatol nang casalanan: aco ang lalong palamarà sa gayong cahañgahañgag tañging bocod at caiba; mula ñgayon ay igagalang co na itong mañga cariquitdiquitang biyaya, at sa pagcacalara nitong Reinang iyong liniliyag ay matatangol aco sa camatayan na inaacquibat sa aquin nang pusòng na ama nang casalanan. ¡Si laqui nang capalaran, cong aco,i, di mamatay! Natatanto cong mabubuhay aco sa caniya, cong batiin co si María nang boong capacumbabaan.

*Aba Guinoong María- etc.*

## PANALAÑGIN

### SA PANANAING SA MAHAL NA VÍRGEN.

---

Vírgeng pinagpala, at pinacapospos nang biyaya nang Hari sa sang

langĩtan, at sa sang daigdigan: Ester na mariqúit, na pinili at hinirang sa lahat nang mangã anac sa Jsrael, na ma‹ atitimaua nang gouang nang caquilaquilabot at masouaing Eva. Vírgeng cadilagdilagan sa mangã mata nang Dios, ay sa iyong mangã labi nonohos ang biyaya nang Dios: ¡ay capalaran! Icao ngã,i, lomolocloc sa carorocan nang catauan, cun cami lumiliguid sa mangã hagdanan hangang sa níyayapacan: ilingõn mo sa amin iyang iyong muc-hang caibigibig, at nalolocloc ca ngã sa canang camây nang iyong marangãl na Anac, ay hingĩn mo pong iyong ipanalangĩn, at itangĩs dahilan sa paglipol nang ísang lagap na cahatolan nang camatayan, na inihayag sa amin mula ngã nang cami ipangãnac. O Señorang Pangĩnoon namin, silayan cami dito nang iyong mahal na mata, na nagsisipangĩnig caming lahat, at nangãngãpos ang aming mangã hiningã, ay nagaamoamo caming tataghoytaghoy. Gayon ang aming

pag-asa sa iyong mahal na biyaya. Siya nauá.

*Aba Anac nang Dios Ama, etc.*

## ICASIYAM NA ARAO

*Quis potest facere mundum de in mundo conceptum semine ¿nonne tu qui solus es?*

Quien puede sacar de una masa impura una alma pura, y sin manchá, sino es vos solo, ó mi Dios.

*Sino cayang macahahañgo at macalalalang sa isang bagay na masama at marumi, nang isang calolouang malinis at ualang bacas casam-an, cundi icao po lamang Pañginoong cong Dios!* Job. cap. 14.

Naquiquilala nañga quita, ó Dios na ualang hangan. Naalaman cong magaling na icao po lamang ang macahihirang sa capisanan nang casa-

maan nang isang bahagui na tañging di madapiohan nang casalanan. Gayon ang guináua mo naayon sa iyong calac-han dito sa cagandahang anac ni Juda, casantosan bagang Maríá, siya,i, pinisang mong talaga, na hinogot sa mulamulang ualang hangan, at inihalal mo siya na iyong maguing Ina sa caunaunahan nang mañga cahatulan, niyong nasisira ang lahat na quinapal sa caasiman nang salang original. Dios na Pañginoong co, ibinabantog co ang iyong calac-han na di matapostapos dito sa di masabing talinhaga, ay mariñgig naua nilang lahat sa aquing bibig, na icao ñga,i, macapangyayari sa lahat, na gumaua, at lumalang nang mañga daquilang bagay bagay sa iyong marilag na catoto, sa iyong calinislinisang Palóma, sa íyong lubhang masintahing Anac. Natanto co, na pinacapupuri ñg Espíritu Divino itong iyong marilag na caban nang tipan. Sino cayang macásosonod sa caniya, na may casalanan sa gayong bagay?

Caya ñga yata aanyayahan co ang calahatang bininyagan, na isisigao na sila,i, mañgagsilapit naua sa caniya, isambulat naua ang canilang mañga caasalan, pangsonoguin ang canilang mañga alay, ilacas naua ang canilang mañga sigauan, at icao po Amang lubhang maauain, ay pabâbain mo sa canila ang apoy nang iyong catouaan. Uâlang macasasansala, ay sinong di agad lumapit? Nañgarito nañga caming lahat sa iyong mahal na harapan, at sa caibuturan nang aming puso ay binati namin si María.

*Aba Guinoong María, etc.*

## PANALAÑGIN

SA PANANAING SA MAHAL NA VÍRGEN.

---

Inang catamistamisan, at taga pamaguitan sa harapan nang Dios at nang mañga tauo, anac na lubhang caibig-ibigan nang Dios na ualang

hangan, esposa nang di masabing sinta, catotohanan taga pagbantog nang mañga capangyarihang namamahay sa macapangyayari sa lahat, na macalalalang sa lupang lagap ng casalanan, nang ahang calinislinisan, na di nagbacas casalanan sa mulamulang paguiguing tauo. Caming lahat na maguiliuing anac nang lalong calinislinisang Ina, ay ibinabantog namin nang sing isang loob itong capangyarihan, itong pagcacasundo, itong daquilang talinhaga. Cami lingonin mo, ó Inang maauain! ó Inang maalam! ó laguing calinislinisang Vírgen María! ay dinadalangin namin ang iyong pagcacalinga sa lahat naming casacunaan. O Inang mapagampong nitong boong caharian, iyong sucuban naua nang iyong mahal na gracia ang Princesa (ó Príncipe cong dapat) pacundangan po sa iyo ay tiuasay na nagbabahala nang caharian, sa calahatang caniyang pinangalingang mañga Hari, at sa calahatang mañga alagad na ea-

hali nang Dios at nang (pinonong Justicia) Caharian. Ang boong sang sinucob na nagpupuri nang calinislinisang paglilihi sa iyo, ay magsiliğaya sa caniya, at camtan naua ang magandang bunğa nang masaganang biyaya. Gayon ang mapapaquinabang naming lahat cong ihayin namin ang aming buhay pacundanğan dito sa calinislinisang Señora aming Panğinoon. Amen.

*Aba Anac nang Dios Ama,*
*Aba Ina nang Dios Anac, etc.*

℣. In conceptione tua Virgo in maculata fuisti.

℟. Ora pro nobis Patrem cuyus Filium peperisti.

Ocælo dilecta domus, potes que Beati.

Quos ego jam pridem tota mihi mente cupidos.

En ego jam suplex procumbam, at que oscula figam.

Parietibus Sanctis, spargam que hoc pulvere crines.

Adspice me superius è sedibus, adspice Virgo.

Postratu, at que imogemitus ex corde cientem.

Et pectus tundentem, et fetibus, ora rigantem.

Neu, quamquam culpis adopertum tupibus arce.

Adspectu mediva tuo; si pectore toto.

Te veneror, si te babijs in rebus, ad unam.

Confugio, te que auxilium Sanctisima poco Marcus Antonius Moretus.

O. S. S. R. E. & P. R.
*Fr. José Ramirez.*

Mañga capurihan sa casantasantahang Vírgeng sa catacatacang calinislinisang paglilihi sa caniya, na quinacanta sa mañga convento nang ating Amang Póon S. Francisco.

Quinatha nang P. Fr. Ignacio García Misionero Apostólico, at fundador nang colegío nang mañga Misiones sa Calamocha sa Caharian nang Aragon.

Isiniualat at ipinahahayag nang R. P. Fr. Antonio Abriol Lector Jubilado at pasadong Provincial sa Provincia observante ni S. Francisco sa nasabing Caharian.

## DALIT

*Coro.* Liliuanag sa lahat na
icao liuanag na aurora.
*Sagot. Ipinaglihi ca María
di nabacasan nang sala.*
Ave ca ñga Evang halili
sa dusang iyon na ualang ve
gracia plena di masasabi,
sa may salang babayi.

Ang sabi nang embajada
alagad nang Dios na Ama.
S *Ipinaglihi ca María.*
*di nabacasan nang sala.*
Ester na naniniclohod
sa cahoy nang Santa Cruz
liuanagan caming lubos
inihahayin ni Jesus.
Yayamang di nasasacop ca
laganap na sentencía.
S. *Ipinaglihi ca María*
*di nabacasan nang sala.*
Para ninyong salang tacsil
sa arao di macatiñgin
dili ñga niya antayin
lomiuanag na ang dilim.
Baquit inilagan ca
nang hayop sa gabi baga.
S. *Ipinaglihi ca María*
*di nabacasan nang sala.*
Galapong ca ñgang bulaclac
sa catauan nang Dios Anac
cailan ma,i, di magcadarac
ang cay Jesús na linamas.
Toñgo sa pag-ibig niya
ilinaang liuanag ca.

S. *Ipinaglihi ca María*
*di nabacasan nang sala.*
Sa magandang sing-aayon
pumisan ang Dios na Poon
sa iyong lagap na yamongmong
calahatan nang redencion.
Mana,i, sa pagpapala
músicang lalong maganda.
S. *Ipinaglihi ca María*
*di nabacasan nang sala.*
Sa biyaya nang Poong Dios
ángeles ay pinasibol
sa iyo hari ca ngang lubos
ibinigay ang pagcopcop.
Sa ganitong pagpapala
lalong mahalagang sanla.
S. *Ipinaglihi ca María*
*di nabacasan nang sala.*
Ang iyong boong carictan
idinidiuang nang simbahan
iyo,i, ualáng casalanan
iniibig ca nang may capal
Ang auit na mahiuaga
inoolit nga nang madla.
S. *Ipinaglihi ca María*
*di nabacasan nang sala.*

Escoto nang magmasaquit
paglilihi mong malinis
nanalangĩn siyang tiquis
sa harapan mo Vírgeng ibig.
Sa pananalangĩn niya
iyong ipinaquilala.

S. *Ipinaglihi ca María*
*di nabacasan nang sala.*

Sa capisanang cristiano
dinadalangĩn ñgang totoo
ang iyong paguiguing tauo
calinisa,i, di sang ano.
Ay mula sa una una
tinalaga nang Dios Ama.

S. *Ipinaglihi ca María*
*di nabacasan nang sala.*

Sa Sagrada Religion
S. Franciscong aming Poon
siya ñga,i tinatanghal mong
ualang hangang pagca tauo.
Sa pagca lipos nang toua
calinisang di sapala.

S. *Ipinaglihi ca María*
*di nabacasan nang sala.*

Sa demonio,t, casalanan
boong mundo,i, iniualay

at sa Dios ang puri lamang
malinis mong catauohan.
Nang camtan ang ninanasa
sa langit na ualang hanga.
S. *Ipinaglihi ca María*
*di nabacasan nang sala.*
Aba ay naguing dapat ca
linalang na maguing Ina.
S. *Ipinaglihi ca María*
*di nabacasan nang sala.*

**AMEN**

Ang cagalang galang at cadílag dilagan Doctor D. Fr. Pedro de la Santísima Martinez y Arízala Arzobispo sa Maynila nagcaloob nang apat na puong arao na Indulgencias sa balang mañgag si gaua nitong Novena.

Ang cadilag dilagang Sr. Cardenal sa Borja nag caloob nang sandaang arao na Indulgencia sa balang tauong mag dasal nang isang Aba po etc. sa larauan nang Ntra. Sra. de la Concepeion, at saca nag caloob nang isa pang sandaang arao sa lahat nang mañga tauong gumaua nitong Novena, ipanalañgin sa Dios ang sang catauohan at itong Caharian.

———